# BUHAY

NI

# Sta. María Magdalena

NA SINIPI

Sa Historia nang Martir sa Golgota

at guinaua sa versong tagalog ni

## Don Roman Angeles



May lubos na capahintulutan

Imp. de Fajardo y C.ª, Calle Carriedo, N.º 101.-Sta. Cruz.

MANILA:—1907

# BUHAY

NI

# Sta. María Magdalena

NA SINIPI

Sa Historia nang Martir sa Golgota

at guinaua sa versong tagalog ni

## Don Roman Angeles



May lubos na capahintulutan

MANILA:

Imprenta de Fajardo y Comp.ª

Calle Carriedo, 101—Sta. Cruz.

1907

# D. Luis Remedios Présbitero,

CANÓNIGO DE GRACIA DE ESTA SANTA IGLESIA CATEDRAL Y SECRETARIO DE CAMARA Y GOBIERNO DEL ARZOBISPO DE MANILA ETC.

CERTIFICO: que á una instancia presentada por D. Roman de los Angeles, en solicitud de licencia de impresión, S. E I. el Arzobispo mi señor, se ha servido decretar lo siguiente:

«Manila 5 de Mayo de 1886.—Por las presentes y por lo que á Nos toca, concedemos la licencia necesaria para que se pueda imprimir el manuscrito tagalo titulado: **Buhay ni Sta. María Magdalena;** en atención á que de nuestra órden ha sido examinado, y no contiene según la censura, cosa alguna contraria al dogma católico y sana moral antes bien su lectura será útil á los fieles tagalos. Líbrese por Secretaría copia certificada de este decreto al interesado, y archívese original —Fr. Pedro Arzobispo.—Por mandado de S. E. I. el Arzobispo mi Señor.—Luis Remedios, Secretario.»

Y en cumplimiento del preinserto decreto, libro la presente certificación en esta Secretaría de mi cargo á seis de Mayo de mil ochocientos ochenta y seis.

Luis Remedios.




**Se vende en la Calle de S. Fernando, números 139 y 141.—Binondo.**



# BUHAY
## NI
# SANTA MARIA MAGDALENA



Nang unang panahon sa bayang Bethania
na sa Jerusalem Ciudad na masayá,
ay may namamahay isang mag-asaua
lahi ni Abrahan bunying Patriarca.
Mag-asauang ito ay iguinagalang
sa Israel palibhasa,i, mahal
gayon din naman sa pagsusunuran
ulirán nang lahat sa canilang bayan.
Ngalan ng lalaqui ang tauag ay si Syr (1)
Eucaria naman ang esposang guilio
ang dalauang ito,i, tantong maauain
sa utos nang Dios lubhang masunurin.
Si Syr ay mayaman bucod sa guinoó
may minana siyang sariling Castillo
na sa Genázaret, tauag ay Mágdalo
naguing casabihan ang Castillong ito.

---

(1) Ito,i, sinalitâ co na sa buhay ni Dimas na aquing quinathâ nĝuni at cacaputol lamang.

Naliliguiran pa nang madlang halaman
at hitic nang bunga na mariquit tingnan
ang sintang Eucaria sa Bethania naman
may sariling mana na masayan bahay.
Silang mag-asaua,i, may anac na tatlo
pinacapanganay ang ngala,i, Lázaro
lalaquing mabait sa canilang tribu
baquit anac mahal at dugong guinoó.
Pangalauang anac ang ngala,i, si Marta
saca ang icatlo naman ay si María
na nababalita sa boong Bethania
sa gandang babaying ualang pangalaua.
Ang mga buhoc pa,i, cung pinagmamasdan
Culay man ding guintong pauang maquiquinang
at sa cagandaha,i, dinaig si Agar,
Raquel Abigael na cabalitaan.
Ang manga pisngi pa,i, ang nacacatulad
liuayuay ni Febo na namamanaag
namumulang paua,i, dinaig na lahat
ang manga babayi sa Bethaniang Ciudad.
Pauang mga azul ang culay nang mata
caculay nang langit sa may Palestina
at ayos na ayos cagandahan niya
caya nga,t, tinauag perla sa Bethania.
Nguni at ang puso,i, cusang napahilig
sa pagpapabango at pagmamariquit
ang manga binata,i, parang inaaquit
saan mang patungo,i, sinusundang pilit.
Caya nga,t, ang lalong mga tauong mahal
at manga binatang anac nang mayaman
nangagpupumilit canilang macamtan
ang dalagang itong sadyang cagandahan.

Halos arao arao sinasadya sila
nang binatang Ciudad at nang taga Siria
may nangangabayo at lacád ang iba
sa anac ni Syr ang tungong talaga.

Baquit cung tumugtog ng alpa,t, umauit
tunay na Serafin sa tinis nang voces
at bago ngingiti nang caibigibig
ang manga binata,i, parang natutulig.

At guinagayacan ang pintuan nila
nang manga binata nang maraming rosa
ang iba,i, tatapat nang manga música
at ang sarisaring pang-alio na canta.

Maquita nang ama itong caguluhan
tinauag ang anac at pinangusapan
aniya,i, bunso co ngayo,i, cailangan
ang icao,i, pumili sa nagsisiligao.

Ang magalingin mo na maguing asaua
ay pahintulot co na pacasal ca na
ang sagot sa ama aco po,i, bata pa
uala pa sa loob ang sinabi niya.

Ang caniyang ama,i, lagui sa himutóc
dahilan sa hilig nang anac na irog
manacanaca nga,i, tatauag sa Dios
at mananalangin sa sariling loob.

Aniya,i, poon cong Dios ni Abrahan
pasalamat co,i, ualang hanga,t, bilang
at ipinagcaloob na aquing natingnan
ngayong malaqui na ang aquing panganay.

At gayon din naman cabutiha,t, bait
nang pagpapasunod sa mga capatid
uala na nga acong sucat maisulit
cabutiha,i, lubos nang anac cong ibig.

Nguni,t, ibig co pa ang aco,i, mamatay
cun ang aquing bunso ang siyang pupugay
nang capurihan co at nang camahalan
sa masamang hilig na napagmamasdan.

Ano baga caya,t, tantong napahilig
sa layao nang mundo ang bunso cong ibig
ualang guinagaua cundi magpariquit.
mata,i, mang aralan ay hindi maquinig.

Nagcataon namang siyang pagcamatay
nang asauang casi si Eucariang mahal
sabihin ang hapis manga calumbayan
nang bunying si Syr sa esposang hirang.

At di nacatagal sa dusa,t, hinagpis
caya,t di nalaon naratay sa saquit
yaong tatlong anac caniyang pinalapit
at pinangaralan nang gayaring sulit.

Oh manga anac cong aquing minamahal
nararamdaman co sa aquing catauan
na nalalapit na yaong camatayan
parang pahimacás sa inyo,t, paalam.

Bilin co sa inyo ang magpacabait
magcasundong loob cayong magcapatid
magcasama cayong lubhang matahimic
at magsusunuran sa gauang matouid

At bago nilingon ang anac na María
cung aco,i, mamatay oh anac cong sinta
itong si Lázaro,i, parahin mong ama
sundin mo ang turo at pangaral niya.

Manga cabanalan, manga cabaitan,
dapat mong taglain sampong cahinhinan
at ito nga lamang ang magpapamahal
sa iyo bunso co,t, iyong capurihan.

Ano,i, sa mamatay ang abang matanda
sabihin ang tangis at niluhaluha
nang magcacapatid naulilang bigla
at iba,t, iba pang caibigang madla.

Nguni at si María,i, ilang arao lamang
ang manga pagtangis agad nahalinhan
nang malaquing toua,t, manga casayahan
na paris nang dating hilig nang catauan.

Hindi nacatiis ang cacáng si Marta
ay pinangusapan itong bunso niya
ano baga,t, biglang nacalimot ca na
nauala sa loob ang cabutong ama.

Ang sagot ni María ang pananambitan
nacapamumugto sa matá nang tanan
mamugto ang mata,i, laquing casiraan
dini sa muc-ha co,i, hindi nababagay.

Si Lázaro,i, galit gayon din si Marta
sa manga ugali nitong bunso nila
mata,i, mang aralan na mumurahin pa
hindi rin maquinig lalong tumataua.

Nahinguil ang puso sa pagmamariquit
halos arao arao ay bihis nang bihis
ang pagpapabango,i, hindi inaalis
at pagpapasial siyang iniisip.

At bilin nang bilin nang damit na bago
sa bayan nang Sidón at sa taga Tiro
mirra sa Arabia nama,t, ang oleo
ang ipinapahid na manga pabango.

Sa ugaling ito,t, manga inaasal
puso ni Lázaro,i, laguing nalulumbay
madalás maquita sa tapat nang bahay
ang manga binata,i, nagcacaalitan.

Iquinahihiya nitong magcapatid
ni Lázaro,t, Marta itong nasasapit
anoman ang gauin hindi rin maquinig
itong si María nga,i, nabulag ang bait.

Isang arao ngani sa tapat ng bahay
may nacabulagtang isang tauong patay
at si María rin nga ang naguing dahilan
dalaua,i, nabuyo sa pagpapatayan.

At itong napatay ay mabuting tauo
taga Jerusalem at anac guinoo
at ang nacamatay Centuriong Romano
pinacamamahal ni Poncio Pilato.

Sabihin pa bagá ang manga usapan
nang lahat nang tauo sa Bethaniang bayan
pauang nagagalit at pinipintasan
ang gaua ni Maríang manga caguluhan.

Maquita ang gayon ng bunying Lázaro
ang bunso,i, tinauag ang uica,i, ganito
cong gayon din lamang ang bubuhayin mo
na nacahihiya sa lahat nang tauo.

Mahanga,i, pa ngani gauin moug maganda
cong may naiibig icao,i, mag asaua
nang hindi ang tauo,i, pag-uusapan pa
na icao rao,i, tantong nagbibigay sala.

Ang sagot ni María anong casalanan
na aquing nagauang dapat cagalitan
di co inautos ang sila,i, mag-auay
sila ang nagcusa sa pagpapatayan.

Uala sa loob co ang pag-aasaua
mag-auay man sila,i, anong maguing sala
cong naguing dahilan yaring aquing gandá
uala nanga acong magagauang ibá.

Puri co,i, malinis di nadurumihan
paris nang liuanag nang sicat nang arao
di co icahiya cahit pag-usapan
at sila,i, hindi co inaanyayahan.
Cung naguing dahilan nitong galit ninyo
ang hilig at asal na guinagaua co
mabuti pa ngayo,i, maghiualay tayo
aco,i, titirá na doon sa Mágdalo.
Yamang ang Castillo,i, sarili cong mana
na na sa Mágdalo, aco,i, doroon na
cayo,i, tumirá na dito sa Bethania
gayon ang ibig co cung minamagandá.
Iyong pag-isipin ang binabanta mo
icao ay bata pa uica ni Lázaro
cung mahiualay ca,i, nanganganib aco
baca ang puri mo,i, maualang totoo.
Ang uica ni María ay ang capurihan
ay mauauala nga cung ibiguin lamang
nang uala na cayong sucat cagalitan
uala nang magaling cundi maghiualay.
Sa di rin mapiguil ang puso ni María
anoman ang gauin ni Lázaro,t, Marta
itinulot na ngang maghiualay sila
at si María nama,i, lumacad pagdaca.
Siya,i, pumili na nang manga utusan
pinaca alilang casama sa bahay
taga Cafarnaum na cadalagahan
na pauang pang-ulo cung sa cagandahan.
Sa bahay Mágdalo ay noui na siya
natatayo doon sa may Galilea
magmula na noon ay tinauag siya
ng lahat nang tauo, María Magdalena. (1)

(1) Hangan dito ang sinalita co sa buhay ni Dimas.

Palibhasa,i, bata ang puso,i. maningas
ang Castillo,i, luma,t, masama ang bicas
pinagbuti na nga,t, guinayacang agad
nang manga pamuti,t, nang umaliualas.
Ito nga ang pusong namamatay uhao
sa manga pagsinta,t, madlang casayahan
dito na ang mata,t, titig na mapungay
na itinatapon sa nagsisiligao.
Dito na ang ngiti na naghahalina
niyong manga lábing corales sa pulá
sino mang abutan tatablan pagdaca
ng mabisang tunod ng daquilang sinta.
At sa arao arao ay pinaparunan
nang manga binata na nagsisiligao
ang dala,i, música at magtutugtugan
sa loob nang jardin at magsasayauan.
Mananaog naman itong si María
na napapaguitna sa manga dalaga
ang lahat nang tauo tatapunan niya
nang mahinhing titig at maamong taua.
Mauupo na nga bago mag-aauit
nang salterio niyang malabis nang diquit
sa cauili-uiling malamig na voces
nanga papahanga sinó mang maquinig.
Caya,t, sa caniya,i, parang umuulan
ang mga bulac-lac na alay nang tanan
hiyao nang hosana,t, mga capurihan
sa reina nan sinta at nang cagandahan.
Cung sila,i, mag saua sa ganitong saya
sa Esperisterium ay magtutuloy na (1)

(1) Espheristerium, ay ang pinaglalaruan nang pelota.

dito,i, maglalaro naman nang pelota (1)
di masabing toua nitong si María.

Cung matapus nama,i, mangag papaalam
ang manga binatang nangag sasayahan
si María pagdaca ay magtutuluyan
doon sa Camalig sadiang paliguan.

Dito,i, maliligo,t, magpapacalinis
bago magbibihis nang tantong mariquit
saca cung matapus nama,i, magpapahid
nang manga pabango sa pagpapaibig.

Bago ihahanda nang manga dalaga
ang sillang uupan saca ang lamesa
sarisaring pingan itatalatag na
uupo,t, hahapon itong si María.

Matapos humapon magpapacahilig
sa caniyang catreng malabis nang diquit
sa cagandahan nga,i, tinalo,t, dinaig
ang balitang Ester gayon din si Judit.

At sa arao arao ganito ang gaua
capag napagod na sa pagcacatoua
ano pa,t, sa gayon, hindi man magsaua
na maquipagsayao sa manga binata.

Nabalitaan nga na si Boanerges (2)
naguing casabihan sa tinis nang voces
nag-utos pagdacang hanaping mapilit
pinaanyayahan at ibig maringig.

---

(1) Pelota ay isang bolang malambot na nilalarong parang sipa.

(2) Si Boanerges anac ni Antipatro na anac ni Herodes Idumeo sa cay Enoe africana na nabili niya sa mga mangangalacal na Arabes na nagbibili nang manga alipin. Sa pagca,t, magandang babayi na casintahan ni Antipatro. Ito,i, sinalita co sa buhay ni Dimas.

Lumacad nang agad yaong inutusan
at ipinagtanong cung saan ang bahay
nitong Boanerges na sadya at pacay
caya,t, di nabalam agad natutuhan.

Pagdating tumanong icao bagá aniya
yaong tinatauag sa sang Galilea
na cisne rao tunay sa diquit ng canta
caya,t, ualang hindi nacaquiquilala.

Ani Boanerges gayon nga ang tauag
sa aquin cahima,t, malayong di paláe
aco,i, magcaroon nang gayong pamagat
gaua lamang nila cahit hindi dapat.

Sagót nitong tauo aco,i, inutusan
nang isang dalagang saedal cagandahan
María Mágdalo ang caniyang pangalan
ang tauag ay perla sa Bethaniyang bayan.

Ang manga noo pa,i, ang nacacatulad
ang puti nang Lirioug bagong namucadcad
at ang manga buhóc guinto manding uagás
cung sicatang arao nangag quisap-quisáp.

Ani Boanerges cung gayon aniya
yaong nabalitang tala sa Bethania
sa ganda at diquit ualang pangalaua
at mistulang febo sa dacong umaga.

Yaon nga,t, di iba anang inutusan
may gayác na fiesta sa sariling bahay
icao naman ngayon inaanyayahan
mangyaring dumaló,t, maquipagsayahan.

Hindi nacatangui sa anyayang ito
at si Boanerges agad napatungo
nang siya,i, dumating doon sa Mágdalo
marami ang tauo at manga músico.

Umauit din naman itong Boanerges
catuno nang lira ang tinis nang voces
nangapapapahanga tanang naquiquinig
cisne manding tunay sa lamig nang tinig.
Naabutang titig ang talang sumicat
diquit ni María na namamanaag
tumapon ang diua,t, ang puso,i, nabihag
nitong Boanerges na di nacailag.
Caya nga,t, ang canta,i, matay mang ibaling
at sa ibang bagay piliting ihinguil
hindi rin mangyari,t, napapatungo rin
sa pagsintang tunay at manga pag-guilio.
Si María naman naquinig nang canta
naquita ang cantor caniyang minaganda
nagalác ang loob at nauiuili na
parang tinatablan ang puso nang sinta.
At si Boanerges ay gayon din naman
ngayong tumititig sa palabang buan
ang pag-aauit cahi,t, paanhin man
doon din ang tungo sa pagsintang tunay.
Caya,t, nang matapos yaong pagcacanta
narito,t, cunin mo ang uica ni María
yaring caupahan sa pagca abala
nagpapasalamat at napaanyaya.
Aco,i, napahanga sa pagcaringig co
nang voces mong iyan cisne ngang totoo
pautang mong loob quiniquilala co
ang aquing anyaya,i, inabuluyan mo.
Ani Boanerges maraming salamat
ang pagparito co,i, di dahil sa pilac
cundi ang maglincod sa mahal mong yapac
sambahin nang puso ang diquit mo,t, dilag.

Icao po,i, humiling ng ano mang bagay
cahi,t, icautás nang aba cong buhay
ay gaganapin co tulutan mo lamang
na aquing sintahin ang iyong carictan.

Ang sagót ni María itutulot co na
ang sa gabi-gabi magdala nang Lira
sa aquing bintana,i, macacatapat ca
at iyong auitin ang iyong pagsinta.

Magmula na noon ay itong Boanerges
di na malimutan ang cay Maríang diquit
sa gabi-gabi nga,i, siya,i, nag-aauit
at idinaraing ang dalita,t, sáquit.

Isang hating gabi tumugtog nang Lira
sa tapat nang bahay nitong sinisinta
si María naman nagbangon pagdaca
dinungao ang cantor agad naquilala.

Uica,i, Boanerges cung tinutugtog mo
ang Lira,i, tinalo yaong si Terpandro (1)
at si Empedocles balitang totoo (2)
ang dalauang ito,i, tinachan sa mundo.

---

(1) Ang sabi ay isang arao nagcagulo sa Ciudad ng̃ Macedonia, dahil sa ang bayan ay lumaban sa mang̃a pinuno ang guinaua ni Terpandro ay tinugtog ang caniyang Lira sa guitna ng̃ plaza; alipala,i, natahimic yaong mg̃a tauo at binitiuan ang armas.

(2) May isang tauong magpapatiuacal sa puno ng̃ isang cahoy naquita ni Empedocles, nahalata niya ang ibig gauin ng̃ tauong yaón, ang guinaua,i, nagtago sa licod ng̃ isang cahoy, at bago tinugtog ang caniyang Lira.

Alipala,i, nacalimot yaong tauo sa masama niyang caisipan at hinanap yaong tumutugtog at caniyang niyacap at ang uica: Hindi natin sucat iuan itong mundo na pinasasaya at inaalio ng̃ iyong tugtog na nilaluan mo pa si Orfeo.

Nguni,t, aco nama,i, na sa aquing mata
ang apoy nang titig niyong si Cleopatra
at sa manga labi co,i, mahibong anyaya
niyong si Bersabeng balita nang ganda.
Mapamayamaya naman ay susundan
nitong Boanerges nang cantang malumbay
na ipinariringig sa sinta at buhay
catuno nang Lira gayari ang saysay.

AUIT NI BOANERGES

Aco,i, naguing tauo sa tuctoc ng bundoc
ang bilis nang lintic caquilaquilabot
lumaqui sa dampa yaring pagcamusmos
ngayong nagcaisip patay sa pag irog.
Anác nga ng culóg pamagat sa aquin
ini-anac aco, nang gabing madilim
masamang tauo ang siyang nag angquin
sa nahahapis cong Inang guiniguilio.
Ang abang Ina co,i, lagui nang naluha
at cong ib.g niyang dusa,i, masansala
tataghoy at uica, ay sa ugat mo nga
na agos ay dugong-haring dumaragsa.
Nguni,t, sa bintana,i, cun di ca susungao
masamyong bulac lac at perlang maquinang
sa tabi nang bahay bucas mamasdan
ualát ang lira co,t, ang cantor ay patay.



Pagcatapos nito siya,i, pinapanhic
nitong si Mariang caniyang iniibig
sabihin ang toua nang puso at dibdib
nitong Boanerges na cupcop nang sáquit.

Pagdaca,i, n áluhod at nag pasalamat
siya,i, pinapanhic di man nararapat
bucod pa sa rito,i, iyong ipatauad
ang pag parito cong lampas na sa oras.

Ang sagot ni María ano,t, inauit mo
ang magpacamatay cung di dungauin co
houag ding itulot nang Dios ang aco
ay maguing dahilan nang camatayan mo.

At ang tinugtog mo ngayon ay humiguit
sa dating tugtugui,i, lumabis ang diquit
aquin pong tiniquis ani Boanerges
acala co,i, icao ay may dalang galit.

Cung caya nga yata inauit mo naman
ang anac nang culóg na calumbay-lumbay
yaong quinanta mo ay nacacatunao
sa puso nino man cung mapapaquingan.

Ani Boanerges ang canciong cong ito
yaon po,i, ang boo na pagcabuhay co
pagcatauo co na,i, hirap na totoo
at quinandongcandong nang madlang simbuyo.

Cung aquing pagmasdan ang uica ni María
tila mandin ngayo,i, may lumbay cang dalá
at hinating gabi ang iyong pagcanta
sa aqui,i, mangyari, mo ngang ipagbadya.

Ani Boanerges yaon po ay tunay
at ang aquing Ina,i, lagui na sa lumbay
ang luha sa mata,i, tila bumubucal
aco ay gayon din nahahapis naman.

Ano pa,t, ang buhay namin ngang dalaua
nalipós nang hirap, dálita at dusa
at ang pagcamatay nang aba cong ama
siyang naguing dahil nang luha ni Ina

Ang uica ni María ang iyon sinaysay
na ang dugong hari ang pinangalingan
yaon baga caya,i, may catotohanan
baca naman hindi,t, ito,i, auit lamang.
Ani Boanerges yaon po,i, totoo
hindi co po alam yaring pagcatao
casasabi lamang nang abang Ina co
ama co,i, príncipe na si Antipatro.
Ani María nama,i, cung gayon ay tunay
apó ca nang hari sa Judeang bayan
cung caniyang maringig ang voces mong iyan
marahil mamana ang coronang tangan.
Ani Boanerges malayong totoo
corona,i, masalin dini sa ulo co
dahil sa ang nuno cong haring Idumeo
siya ring pumatay sa abang amá co.
Ang uica ni María,i, iyong nalimutan
ang canciong bilin cong igaua mo lamang
pagtauag sa aquin na macasalanan
boong Galilea,t, babayi sa bayan.
Ani Boanerges caya ca tinauag
na macasalanan nadaig mong lahat
sa gandang babayi cabutiha,t, dilag
patáy ó bulag nga cung hindi lumiyag.
At saca tinangnan ang caniyang Lira
tuloy tumugtog nga nang casayasaya
at minulan niya ang guinauang canta
na hiling nang sinta, gayari ang letra:



# Auit

¿Ibig mo nga baga ang aquing auitin
cung baquit sa iyo ang canilang turing
ay macasalanan? narito at dinguin
sapagca,t, ang iyong noo ay maningning.
Nacacatulad nga niyaong aurora
cung namamanaag sa dacong umaga
at ang balintatao niyang manga mata
anaquin ay ilao na caaya-aya.
Cung tumingin ca pa,i, totoong masarap
anhin mo,i, nabuca na manga bulaclac
alin man sa iyo ang macamamalas
hindi mangyayari cung di ang lumiyag.
Paano ay diyan sa mapulang labi
nunucal ay samyo na nacahihili
buhoc mo pang guinto,i, cung pinaguauari
namamahay man din bangong di ugali.
Sino ma,t, sa iyong muc-ha,i, macamasid
gayon sa bába mong hucay ay mariquit
at sa iyong matang ilao nga sa langit
sa yapac mo,i, biglang dulot ang pag-ibig.
Sa Bethania,i, icao bulaclac at ilao
na ninanasa ngang lagui nang matanao,
cahima,t, sa iyo ay macasalanan
ang tauag nang tanang naiinguit lamang.

Tumiguil nga rito,t, cusang nagpahinga
dapoua,t, sa caniyang may irog na mata
ay namimiyapis ang apo,i, nang sinta
na sa caniyang puso cusang namahay na.

Nguni at ang caniya na dalauang camay
hauac din ang lira,t, pina-lalabasan
matamis na tugtog na ina-aalay.
sa ganda ni Maríang sinta niya,t, buhay.
Caya yaong munting tirahang camalig
ni María ay halos mapuno sa tinig
nang binibitiuang tugtuguing mariquit
nitong Boanerges na muling umauit.

## Auit

Ang mga pisngi mo sa granada,i, hauig
noo mong maganda mabituing langit
at saca ang iyong mariquit na bibig
pauang yumayayang sa iyo,i, umibig.
Lalo na cung icao sandaling mangiti
at sadyang mamasdan ngipin mong maputi
cahi ma,t, si Venus ay magcacamali
iirog sa iyo na dili ang hindi.
Puti nang liig mo ay cung mamamasdan
na ang lirio,i, tila sa iyo nanghiram
at ang caayusan nang iyong bayauang
gayon din ang bango ng bibig mong iyan.
Ang hindi masira,t, tumapon ang bait
nang sino ma,t, alin mangahas tumitig
na di ang puso nga,i, yayacaguing pilit
sa manga pag-irog tunay napag-ibig.
¿Sinong di hihibic sa iyong pangalan
sinong di hahanap sa gabi at arao?

para nang pag hanap nang masisilungan
nang nangag-lalacad sa init nang arao.

¿Sinong di magnasa sa mahal mong yapac
humalic at yao,i, cagandahang palad,
sino sa gandá mo ang hindi lumiyag
at suminta cahit buhay ma,i, mautás?

Sa pagca nga,t, icao sacdal cariquitan
masamiong bulac-lac sa Bethaniang bayan
cahit tinatauag na macasalanan
nang maiinguitin babayi sa bayan.

---

Ano,i, sa matapus ang uica ni María
maraming salamat sa iyong quinanta
sucat cang tauaguin masidhing poeta
at sa sanditohan ualang pangalaua.

Sa pagca,t, gabi na,i, agad napaalam
itong Boanerges sa sinta at buhay.
siya,i, umoui na,t, aaliuin naman
ang caniyang inang lagui na sa lumbay.

Isang arao naman sa dacong umaga
na bagong náguising itong si María
bintana,i, binucsan at sasagap siya
nang lamig nang hamóg na caaya-aya.

Ang naquita niya sa tapat nang bahay
dalaua catauong nagsasalitaan
ang isa,i, matanda ang ulo,i, may uban
at ang isa naman ay may cabataan.

Namamasdan niya na itong matanda
parang gumagalang sa pinacabata

cung caniyang paquingan ang mḡa salita
tila nanḡanḡaral sa lagay nang muc-ha.

Caya nḡa ang anyo cung caniyang pagmasdan
ay muc-hang maamo at cagalang-galang
at sa licod niya sumusunod naman
caramihang tauong di humihiualay.

Ang ibang babayi ay casamasama
dinadalang cusa manḡa anac nila,
itong nanḡanḡaral tumiguil pagdaca
sa tapat nang baháy nitong si María.

Nagtatacang lub-ha sa sariling loob
itong si María sa napapanood
cung caniyang titigan yaong maalindog
na muc-ha niyong tauong cagandaha,i, lubos.

Nang marinḡig niya ang tamis nḡ tinig
nitong nanḡanḡaral malubay ang voces
parang may liuanag na nacaliliguid
sa caniyang muc-hang malabis nḡ diquit.

Ang voces na yao,i, parang manḡa pana
na sa puso niya,i, pauang nagsi-iua
narinḡig-dinḡig pang ini-aaral nḡa
sa lahat nang tauo ang gayaring uica.

«Ang anomang bagay na lihim na lihim
«pagdating nang oras ay mahahayag din
«cahima,t, itago sa suluc nang dilim
«at ibulong ninyo sa sino ma,t, alin.

«Panaho,i, darating na mapapahayag
«at mapapatanyag sa sang maliuanag
«inyo ngang tandaa,t, mangyayaring lahat
«ang manḡa sabi co pagdating nang oras.

«Caya nḡa,t, ang inyong dapat na mahalin
«mahiguit pang lalo sa manḡa cacanin

«ay ang calolouang sumasa inyo rin
«dapat alagaan nang gauang magaling.
«Pinagpapagura,i, ang bagay sa lupa
«at manga pagcai,t, pagpapasagana
«ang lahat nang ito,i, pauang mauauala
«at hindi lalagui camunti mang toua.
«Pagpilitan ninyo ang sa isang buhay
«at upang macamtan yaong calangitan
«ito ang ligayang ualang catapusan
«magpacailan ma,i, hindi mananacao.
Marami pang bagay ang ipinahayag
at nanga uiuili ang manga caharap
saca nang matapos nagtuloy lumacad
nauala sa mata ni María at sucat.
Hindi nga maisip niya at mahaca
cung ang tauong yaon ay saan nagmula
di caalam-alam ilingon ang muc-ha
sa pinto nang bahay napaquitang bigla.
Yaon din ngang tauong nangaral sa lahat
ang siyang pumasoc naquilalang agad
parang nangilabot at nag dalang sindac
itong si María,t, di nacapangusap.
Malaong natiguil nahihintacutan
sa tauo ngang ito sa biglang paglitao
caya nga,t, umurong siya,i, napasandal
sa dinding nang bahay biglang napahiao.
Ang tauo,i, nangusap nang uicang malambot
«aniya ay María huag cang matacot
«at aco nga yaong nag ngangalang Jesús
«Mesías na hintay ng bayan ng Judios.
«Caya naparito quita,i, aaralan
«ovejang naligao ngayo,i, magbalican

«sa dating bacuran na tinatahanan
«manga capatid mo icao,i, hinihintay.
«Icao ay paroon ngayon sa Bethania
«manga capatid mo ay yayacaping ca
«ang manga sala mo,i, ipatatauad pa
«nang Dios na poong macalarang Ama.
«Sa pagca,t, ang Dios nanaog na rito
«caniyang sasacupin ang lahat nang tauo
«na nangag sisisi,t, magticang totoo
«upang macamtan nga ang Langit na reino.
Yaong si María ang muc-ha,i, tinacpan
hindi macatitig tila nasisilao
sa muc-ha ni Jesús para manding arao
caya nga at siya,i, tantong nalunusan.
Nang mahimasmasan ay ualang naquita
ang poong si Jesús nauala pagdaca
magmula na noo,i, tantong nabalisa
ang loob at puso nang abang si María.
Si Boanerges naman ng quinagabihan
tumapat nang Lira bago nanauagan
anomang tugtuguin hindi man binucsan
na para nang dating siya,i, dinurungao.
Hindi mapatiguil sa boong magdamag
at diman umalis nagbata nang puyat
binantayan niya,t, ibig matalastas
ang paninibago nang sinta at liyag.
Nang maumaga na siya,i, nacaquita
lumabas sa bahay babaying dalaua
tulin nang paglacad at nacatungo pa
yaong Boanerges sumunod pagdaca.
Ang dalaua nama,i, tuloy ang paglacad
at sa Cafarnaum doon nagsitambad

at sa isang bahay canilang namalas
marami ang tauong papasoc lalabas.
Dalauang babayi tumanong pagdaca
sa isang matandang canilang naquita
ang bahay na ito,i, cay Simon po baga
sa ami,i, mangyaring iyong ipagbadya.
Matanda,i, sumagot tunay ang sabi mo
ang may bahay nito,i, Simon Fariseo
anitong dalaua cung gayo,i, narito
yaong hanap naming Jesús Nazareno.
Uica nang matanda ay naririto nga
at dito cacain sa aquing balita,
maraming salamat mahal na matanda
aco,i, papasoc na,t, siya naming sadya.
Ang babaying ito ay hindi nga iba
galing sa Mágdalo María Magdalena
nag sama nang isang alilang dalaga
at bago hinanap si Jesús na ama.
Si Boanerges naman ay susunod-sunod
caniyang naquilala ang sinta at irog
ang paninibugho,i, pumasoc sa loob
sabihin ang hapis at paghihimutoc.
At itong si María,i, nagtuloy umaquiat
sa naturang bahay at caniyang hinanap
ang poong si Jesús nang maquita,i, agad
lumuhod sa paa,t, luha,i, nalalaglag
At bago quinuha ang dalang bálsamo
na ugaling gamit sa pag papabango
siyang inahugas sa paa ni Cristo
tandang pagtalicod sa layao nang mundo.
Hinauacan na nga guinto niyang buhóc
sa paa ni Jesús siyang iquinuscos

luha,i, tumutulo na nag hibimutoc
tandang pagsisisi nang taós sa loob.
Maquita ni Simon at iba,t, iba pa
caramihang tauong panaohin niya
pinag usapan na itong si María
nagbulong-bulungan ang isa at isa.
Anila,i, cung ito ay pantas na tunay
maquilala nga ang babaying iyan,
talastas nang lahat na macasalanan
di ipahihipo ang paa,t, pahagcan.
Ang poong si Jesús maamong tumugon
tinitigan niya,t, hinarap si Simon
ang uinica,i, Simon aco ay tatanong
«sa iyo,t, gayari dinguing mahinahon.
«May isang mayamang pinagcautangan
«nang dalauang tauong mahirap ang buhay
«ang isa,i, sandaan denario ang utang
«at ang isa naman ay limang puo lamang.
«Sa pagca,t, capoua hindi macabayad
«ang dalauang ito at salat na salat
«ang mayaman naman ay nagdalang habag
«ang canilang utang ay ipinatauad.
«Ngayon ang tanong co sino sagutin mo
«sino cayang dapat sa dalauang ito
«na magpasalamat quilanling totoo
«dito sa mayamang nag patauad nito.
Ang sagot ni Simon ang may carampatan
yaong pinatauad nang malaquing utang
«tapat ang sabi mo ani Jesús naman
«ang naguing hatol mo,i, siyang catouiran.
«Caya nga,t, tingnan mo itong naparito
«caniyang hinugasan ang manga paa co

«at pinahiran pa nang buhoc sa ulo
«ito,i, paquilalang utang na totoo.
«Aco,i, nasoc dito sa iyo ngang bahay
«nguni at hindi mo aco na dulutan
«nang camunting tubig na paghihinauan
«siya,i, ang paa co agad hinugasan.
«Dimo pinahiran yaring aquing ulo
«nang manga ungüento na sadyang pabango
«ang babaying ito,i, ang manga paa co
«pinahiran niyong mabangong bálsamo.
«Sa pagca nga,t, siya,i, may malaquing utang
«at pinatauad co tanang casalanan
«cung caya nga naman paa co,i, hinagcan
«quinilala niya,t, pasalamat bilang.
At bago nilingon nang poon si Cristo
itong si María,t, ang uica,i, ganito
pagsampalataya mo,i, malaquing totoo
siyang nacagaling nagligtas sa iyo.
Humayo cana nga,t, quita,i, pinatatauad
ang manga sala mo,i, napaui nang lahat
si María nama,i, nagtindig nang agad
tuloy napaalam at siya,i, lumacad.
Tanang manga hias gamit sa catauan
ay pauang hinubad at parang nasuclam
at ipinanglimos cusang ibinigay
sa manga mahirap na doo,i, nagbantay.
Lumacad na siyang ualang lingon-lingon
at si Boanerges tulin nang paghabol
lilong panibugho ang uma-abuloy
sa caniyang pusong lipos nang lingatong.
Nang abutan niya ang uica,i, María
mangyaring tumiguil at dinguin mo muna

ibig cong matanto ang pag cacaiba
nang lóob mo,t, puso di paris nang una.
Cagabing magdamag aco,i, naglalamay
nḡ tugtog nang Lira sa tapat nang bahay
anoman gauing co,t, pag-aauit naman
ay di ca nangyaring sandaling dumungao.
Ang sagot ni María ngayong Boanerges
sa sasabihin co icao ay maquinig
natapus sa atin ang manga pag-ibig
aco,i, nagsisisi sa nagauang lihis.
Ang Dios na poon narito sa atin
at itinuturo ang dapat na gauin
nang macasalanan at nang patauarin
ang lahat nang sala,t, ang Langit ay datnin.
Caya nga ang dapat ay icao,i, sumunod
yong dalitaing magpasan nang Cruz
paris co nga ngayon nag-babagong loob
susundin ang aral nang poong si Jesús.
Pagca uica nito,i, nagtuloy nang lacad
at dina nilingon ang quinacausap
itong Boanerges hinimatay agad
hindi nacalaban sa dalita,t, hirap.
Sa pagayong lagay siya,i, naraanan
nang pinacapuno nang manga tulisan (1)
caya,t, naquilala,t, cusang isinacay
sa caniyang cabayo,t, dinala sa bahay.
Magmula na noon ay itong si María
nilimot na lahat ang tua,t, ligaya

(1) Si Gestas puno nang manḡa tulisan, sa paghanap niya cay Dimas naraanan si Boanerges na nacabulagta, ay iniancas sa caniyang cabayo at inahatid sa ina. Ito,i, nasalita co rin sa buhay ni Dimas.

at ang bahay niya laguing nasasará
hinarap na lamang mag sisi nang sala.
Ang lahat nang ari,t, mahalagang hiás
ay ipinanglimos sa manga mahirap
nagsisi nang lubos at ang hinaharap
magcaauang gaua sa nanga sasalat.
At ipinagbili sampo nga nang bahay
nang mayroon siyang ipanglimos lamang
at ang dinadamit ay cáyong magaspang
ang boong catauan ay pinahihirapan.
Sacá nang matapos ay siya,i, lumacad
sa bayáng Bethania ay doon tumambad
pagdating sa pinto nang bahay ay agad
humalic sa lupa ang luha,i, nalaglag.
Di man naquilala nitong magcapatíd
ni Lázaro,t, Marta itong nananangis
caya nga,t, tinanong cung ano ang nais
at cung sino siya,t, gayon na ang hapis.
Aco nga ang sagot yaong Magdalena
na nagpacahilig sa tua,t, ligaya
cusang napatungo bulag ang capara
sa landas nang mundo at masamang pita.
Aco ang umalis at aquing iniuan
ang bahay na ating pinagcatauhan
caya,t, cayo ngayon ang dinaraingan
aco,i, patauarin ninyo,t, caauaan.
Nang aquing maringig ang voces ni Jesús
manga paco manding sa puso,i, naglagós
ang lahat nang bagay ay aquing nilimot
nagbago nang asal nagsisising lubos.
Pagcaringig nito niyong magcapatid
sabihin ang toua nang puso at dibdib

pagdaca,i, niyacap na pinacahigpit
itong Magdalenang nagsisi nang labis.
Magmula na noon itong Magdalena
ay pinagtatac–han sa boong Bethania
bumaba ang loob cabanala,i, sadya
sa pagpapahirap sa catauan niyá.
Isang arao naman si Jesús na Poon
napa sa Bethania at doon tumuloy
sa canilang bahay at cacain tuloy
sampong discípulos na casamang campon.
Caya nga,t, si Marta siyang gumagaua
nang manga pagcaing dapat na ihanda
uala mang catulong cahi ma,t, alila
siya,i, nag–iisang pinacamatanda.
Ang Poong si Jesús nama,i, nangangaral
sa discípulos nga,t, tauong nagsidalao
at yaong si María,i, nauiuili naman
sa paquiquimatyag nang aral na mahal.
Maquita ni Marta sapagca,t, pagod na
sa manga pag gaua nang cacanin nila
lumapit cay Jesús oh! Maestro aniya
mangyaring sabihin diyan sa cay María.
Na aco,i, tulungan dini sa pag gaua.
nang cacanin ninyong aquing ihahanda
maringig ni Jesús siya,i, tiningala
bago tinapunan nang tinging may aua.
Ang uica ay Marta ano,t, nag sisicap
at nag pupumilit sa bagay na hamac (1)
at itong si María,i, tantong minatapat
ang sa calolouang mahalagang quias.

(1) Dito,i, iniaaral nang Dios na di dapat ang tauo,i, mag pumilit sa pagsisipag sa manga bagay sa buhay na ito; ang dapat pilitin pag sicapan ay tungcol sa caloloua.

Nang masabi ito ay si Magdalena
nag tindig din naman at tumulong siya
sa capatid niya na cacang si Marta
hangan sa mahanda ang cacanin nila.
Sa may dacong hapon nama,i, napaalam
ang Poong si Jesús dito sa may bahay
napa sa Galilea at mag papaalam
sa caniyang Inang puso,i, nalulumbay.
Hindi tumitiguil itong si María
sa pag sisisi nga,t, sa gauang maganda
at tinatangisan ang lahat nang sala
sa aua nang Dios lubos ang pag asa.
Isang arao ngani siya,i, nanambitan
sa jarding libingan nang Ama,t, magulang
yaong umaaral niyong unang arao
sa caniya nguni,t, hindi pinaquingan.
Mata,i, nanlolooc muc-ha,i, nangayayat
manga cagandahan nauala at sucat
sa pananambitan sa gutom at puyat
at iba,t, iba pa na pagpapahirap.
Caya nga nama,t, hindi naquilala
nang manga binatang dating nangasaua
damit sa catauan ay lalong lalo na
na anaqui supot baquit magaspang pa.
May isang lalaquing nasoc na marahan
sa bacurang yaon jardin na libingan
at sa isang suloc ay doon lumagay
at itong si María ang tinititigan.
Muc-ha nitong tauo ay payat na payat
at namumutla pa ang culay nang balat
mata,i, nanglalalim luha,i, nalalaglag
na pag quiquilalang namahay sa hirap.

Ang tauo ngang ito ay uala nang iba,t,
cung di Boanerges dating sumisinta
nang tapat sa puso dito cay María
caya nga pumasoc tinitigan siya.

Mapamaya mayà lumapit din naman
ang uica,i, María na sinta co,t, buhay
narito na naman sa iyong harapan
yaring umiibig hangang camatayan.

Hindi naquilala naman ni María
at naninibago sa caniyang matá
palibhasa,i, uala,t, sadiyang linimot na
ni María ang madlang sa mundo,i, ligaya.

Caya nga,t, ang uica Boanerges hayo
icao ay lumacad umalis ca rito
limutin mong lahat ang layao sa mundo
magpasan nang Cruz paris nang gaua co.

Hindi mangyayari iyang pinipita
ang sagot nang cantor, hangang may hininga
ay sucat asahan icao rin ang sinta
saan man patungo susundan ding quita.

Magagaua mo nga ang houag ibiguin
ang abang lagay co at iyong iringin
aco,i, sumisinta sucat na sa aquin
cahima,t, hindi mo ibig na sintahin.

Si María nama,i, pagdaca,i, nagtindig
at nagmamadaling siya,i, uma-alis
nag doop ang camay nitong Boanerges
at bago nangusap nang gayaring sulit.

Aniya ay María, María Magdalena
inibig nga quita,t, tunay na sininta
iyang pag apí mo ay hindi sasala
at siyang lalagot nang aquing hininga.

Ang sagot ni María: ang uica ni Jesús
Boanerges dalhin sarili mong Cruz
at mag tiaga ca,t, sa aqui,i, sumunod
at nang ang langit nga,i, iyong mapanood.
Itong si Boanerges hindi nacaquibo
ulo,i, nápatungo ang luha,i, tumulo
si Maria,i, nalis na, siya,i, nacatayo
at babaling-baling ang isip at puso.
At lumacad nangang taglay ay hinagpis
anaqui ay bata sa tinangis-tangis
luha,i, nalalaglag casabay ang hibic
at naghihimutoc nang casaquit-saquit.
Siya,i, isinama nang bunying si Dimas
pagca,t, tinitingnang mahiguit sa anac
sa gubat Damasco sila,i, naglalacad
caniyang inaauit ang dalita,t, hirap.

## Auit.

Aba nitong tauong sa loob may taglay
na bacas nang caniyang pag-ibig na tunay
aba nang sino man cahit nabubuhay
cung sa puso,i, dala yaong camatayan.
Aba nang natangis sa pagsintang tapat
na inaasahang papaui nang hirap
¡aba nitong pusong tunay ang pag-liyag
sa babaying hindi marunong lumingap!
Sa pagca,t, hindi nga paquiquinabangan
ang mapanariua na sicat nang arao
sampo ng mariquit na culay ng parang
at ang sa bulac-lac tanging cabangohan.

Malaong natiguil puso,i, nananangis
at di malimutan ang nagbigay sáquit
hangang inaapí siya,t, inaamis
lalong tumitimo ang malaquing ibig.

Laqui bagang hirap ng sumintang lubos
sa babaying hindi marunong malunos
at anomang gauin na manga pagluhog
at manga pagdaing lalong lumilimot.

Isang arao naman sa bayang Bethania
marami ang tauo sa bahay ni Marta,
na nangag si daló at ibig maquita
bangcay nang capatid na camamatay pa.

Ang patay na ito,i, yaong si Lázaro
pinacamamahal nang Poong si Cristo
cataua,i, binalot nang isang sudario
na ugaling gamit niyaong manga Judio.

Sabihin pa baga ang pananambitan
niyaong magcapatid na bunsong naiuan
at iba pang tauong manga caibigan
dito cay Lázarong sacdal cabaitan.

Yaong paglilibing nang maihanda na
ang manga músico,i, tinauag na nila
at si Boanerges naman ay casama
sa pagcà,t, músico bucod sa cantor pa.

Ang uica ni Marta cung na pagsabihan
namin nga si Jesús mangyaring dumalao
at cung naparito ay hindi namatay
itong aming cacang caniyang caibigan.

Ano,i, sa matapos ang canilang libing
apat na arao na,i, may dumalao rin
manga caibigang taga Jerusalem
yaong magcapatid cusang inaalio.

May nagbalita nḡa niyong maumaga
si Jesús narating sa bayang Bethania
sumalubong agad ang bunying si Marta
natira sa bahay ang bunsong si María.

At nḡ dumating nḡa,i, isang tauo naman
ang siyang nanḡusap aniya,i, si Roboam
pinadilat niya yaong cabulagan
si Josepe naman ay ang cabinḡihan.

Ano,i, nḡ dumating agad nang náluhod
ang bunying si Marta sa paa ni Jesús
puso,i, nalulumbay luha,i, umaagos
saca nagsalita ¡oh Maestro cong irog!

Cung naririto ca,i, di sana namatay
yaong aming cacang iyong minamahal
ang sagot ni Jesús ay paniualaan
at ang capatid mo,i, muling mabubuhay.

Yaon po,i, tanto co ang sagot ni Marta
siya,i, mabubuhay sa huling arao na,
ang uica ni Jesús iyong maquiquita
aco,i, cabuhaya,i, mabubuhay siya.

Ang naniniuala sa aquing matibay
cahima,t, mamatay muling mabubuhay
ang nanḡabubuhay, maniualang tunay
hindi mamamatay magpacailan man. (1)

¿Naniniuala ca sa lahat cong saysay?
ang sagot ni Marta tanto co po,t, alam
na icao,i, si Cristo na anac na tunay
nang Dios na Amang na sa calanḡitan.

---

(1) Mabubuhay sa caloualhatiang ualang hangan; dito,i, hindi lamang ang camatayan nang catauan ang sinasabi cun di ang sa caloloua naman.

Pagca sabi nito, ang bunying si Marta
pagdaca,i, hinanap ang búnsong si María
at caniyang sinabi ang Maestro aniya
naririto ngayo,t, itinatanong ca.

Pagcaringig nito pagdaca,i, nagtindig
ang bunsong si María at siya,i, lumapit
sa Poong cay Jesús luha,i, namalisbis
lumuhod sa paa at bago nagsulit.

Poong co aniya at Maestrong maalam
cong dirito ca po,i, di sana namatay
ang aming capatid cacang minamahal
yaong si Lázarong iyong caibigan.

Madla nğa ang Judiong pauang nagsisunod
dito sa cay María pag hanap cay Jesús
nang maquita nilang luha,i, umaagos
ni María ay sadiyang nahabag ang loob.

Ang tanong ni Jesús ¿saan ba ang lugar
na pinaglibingan cay Lázarong bangcay?
icao po,i, sumama ang sagot nang tanan
aming ituturo ang pinaglibingan.

Nagsilacad nanğa,t, doon napatungo
si Marta at María casama ni Cristo
nagsisama naman yaong manga tauo
na nangaroong pauang nagsidaló.

Maquita ni Jesús ang pananambitan
niyong manğa tauo napaluha naman
caya nğa,t, ang iba,i, nangag salitaan
masdan ninyo aniya laquing pagmamahal.

Sa caniyang catoto caya nğa,t, na habag
ang luha sa mata,i, nagcacanlalaglag
anang iba nama,i, ito,i, nagpadilat
sa maraming tauong manğa mata,i, bulag.

Ano,t, di guinaua ang houag mamatay
yaong si Lázaro niyang caibigan
nag utos si Jesús aniya,i, inyong bucsan
ang taquip na bató na nacararagan.

Poong co,t, Maestro ang uica ni Marta
ngayon po,i, mairoong apat na arao na
na nababaon ang caca cong sinta
di po caya buloc ngayo,t, mabaho pa.

Ang sagot ni Jesús di ang uinica co
ang manga sabi co ay paniualaan mo
ang cababalagha,i, maquiquita rito
niyong Panginoong Dios na totoo.

Maalis ang bató nangusap pagcouan
salamat Ama co,t, aco,i, pinaquingan
baga ma,t, alam co na pagcacalooban
aco nang mahiling na anomang bagay.

Caya co sinabi ang bagay na ito
dahilan sa bayang nacaharap dito
nang maniuala ngang aco ay anac mo
na pinapanaog sa balat nang mundo.

At bago humiyao na pinacalacas
«Lázaro,i, hayo na,t, dito ay lumabas»
pagdaca,i, nagtindig nabuhay na agad
na nagagapos pa nang sudariong sangcap.

Nag-utos si Jesús aniya ay calagan
ninyo nitong gapus ang paa at camay
mulá na nga noo,i, siyang pagcabuhay
nitong si Lázaro na parang pinucao.

Nanga papahanga yaong manga Judio
sa nangyaring itong malaquing milagro
marami ang tauong nacaquita nito
at sumampalataya sa Poong cay Cristo.

Cumalat sa bayan ang gayong balita
guinaua ni Jesús na cahanga-hanga
caramihang tauo pauang nangagsadya
doon cay Lázaro,t, ibig maunaua.

Ang balitang ito,i, dumating din naman
sa manga Escribas at pinunong bayan
pauang nangatacot sa capangyarihan
nitong bumubuhay sa nangamamatay.

Isang arao naman ay ang tatlong María (1)
nagsirating doon sa bayang Bethania
at casama nila yaong si Susana (2)
pauang pinatuloy ni María at Marta.

Sabihin ang tua ni Lázaro naman
sa pagtuloy roon nang Vírgeng maalam
at si Magdalena tumanong pagcouan
anac mong si Jesús baga ay nasaan.

Sagot sa caniya nang mahal na Vírgen
anac cong si Jesús bucas ay darating
papasoc sa Ciudad niyong Jerusalem
manga tauo,i, gayac at sasalubungin.

Ani Magdalena mahal na Señora
mula ngayo,i, ating sundan na nga siya
houag calingatan sa titig nang mata
sapagca,t, panganib ang anac mong sinta.

Siya,i, nababacod nang manga caauay
saan mang patungo,i, quinaiinguitan
ibig na maraquip nang pinunong bayan
ang bunying si Jesús canilang mapatay.

At pagca umaga,i, nangagsilacad din
ang limang babayi nagsasamang tambing

(1) Ang Vírgeng María, si María Cleope, at María Salomé.
(2) Si Susana ay asaua nang mayordomo nang Tetrarca.

tinungo ang Ciudad niyong Jerusalem
bayang aagusan nang luha nang Vírgen.

Dumating ang arao na taning ni Jesús
at sa Jerusalem siya nga,i, papasoc
na nasasacay nga sa hamac na hayop
at naliliguiran niyaong discípulos.

Sabihin ang gulo niyaong caramihan
taga Jesuralem nang mabalitaan
papasoc si Jesús sinalubong naman
niyong manga tauong hindi magcámayao.

At sila,i, cumuha nang manga palaspas
ang iba,i, nagsabog nang manga bulac-lac
hiyao nang Hosana at pasasalamat
at sila,i, dinalao nang Poong Mesías.

Ang limang babayi namang magcasama
doroon ding lahat at nanood sila
isa sa canila ang Vírgeng María
natoua ang puso sa anac na sinta.

Touang sumandali na parang nanghiram
bahagya pa lamang ang puso,i, nagnamnam
at capagcaraca ay mahahalinhan
ng matinding sáquit na calumbay-lumbay.

Sa guitna nga nitong toua at ligaya
naquiquita niyang muc-ha,i, masasaya
nguni,t, may muc-ha nga siyang naquiquita
na may malaqui ring cagalitang dala.

Lalo na ang punong hlong si Caifás
at manga casama na manga Escribas
pinag-usapan na ang maipahamac
ang Poong si Jesús na Verbong Mesías.

At nasunod din nga ang canilang nasa
pagdaquip cay Jesús niyong masasama

si Judas na sucab ang nagpanganyaya
Apóstol na banday na di na naaua.
Natatanto niya si Jesús na Poon
doon napatungo sa valle nang Cedron
at sa Getsemani siya ay tutuloy (1)
at mananalangin casama ang campon.
Ipinag-bilí nga sa manga Escribas
ang Poong si Jesús ng tatlong puong pilac
tuloy sumama pa nang di macaligtas
ang daracpin nila na Poong Mesías.
Ang uica nang iba sa manga soldado
di naming quilala ang Profetang falsó
ang sagot ni Judas ang bahala,i, aco
siyang mag tuturo sa inyo cong sino.
Ang aquing batiin at tuloy yacapin
at hagcan sa pisngi ay inyong gapusin,
at ito nga,i, siyang hinahanap natin
Jesús Nazarenong tauong sinungaling.
Nasunod ang nasà niyong manga sucab
dinaquip si Jesús guinapus nang agad
at saca dinala nila,t, iniharap
sa puno nang Judio ang ngala,i, si Anás.
Ang puso ng Ina,i, nalipus ng lumbay
at si Magdalena nama,t, ni S. Juan

---

(1) Sa tabi nang ilog nang Cedron may isang pinacabacuran ó parang na munti na ang tauag ay Getsemani. Ang sabi nang ibang autor ay nang itaboy na,t, palabasin sa paraiso ang nuno nating si Adan, ay dito tumahan sa gubat na ito. At ang sabi pa,i, nang mamatay na silang mag-asaua ni Eva ay inalibing sila sa ibabao nang bundoc nang Gólgota. Caya nga,t, ang sabi nang ipaco si Jesús sa Cruz sa bundoc na ito ay nacaquita nang isang bungo, na malaquing di palac sa manga bungo nang tauo ngayon.

sila,i, nag lalacád sa pag hanap lamang
nang sa Poong Jesús na quinalagacan.

Nasalubong nila yaong si S. Pedro
at siyang nagturo niyong calaboso
na quinalalaguian nang Poong si Cristo
pinasasaquitan niyong manga Judio.

Maquita nang Ina ang pagayong lagay
ay biglang nanangis casabay ang hiyao
¡ay! anac cong irog caloloua,t, buhay
ano ang sala mo at pinarusahan.

Sa may dacong licod nama,i, nacatindig
si Pedro,t, si Juang Discípulong ibig
at si Magdalena,i, di man macaimic
capoua ang tatlo,i, nag sisipanangis.

Nang maquita nila sa haliguing bato
doo,i, nagagapus ang Poong si Cristo
pinagtutulungan niyaong manga lilo
nang hampas na lacas na di mamagcano.

Ang Vírgen María nama,i, nalunusan
sa laqui nang sáquit at bumucsong lumbay
¿alin cayang Ina ang hindi mag damdam
maquita ang anac sa pagayong lagay?

Caya,t, si S. Juan at si Magdalena
si María Cleope at ibang casama
sinac-lolohan nga ang mahal na Ina
dinala sa bahay niyong si Serapia. (1)

---

(1) Nang bata pa si Jesús at mag palumagac sa Templo na humiualay sa caniyang magulang ay tumirá nang tatlong arao sa bahay ni Serapia na babaying maauain.

Ang Serapia ring ito,i, nang marapa si Jesús na icatlo sa lupa pasan-pasan ang Cruz naguing dungis-dungisan ang muc-ha sa dugo at lupa; lumapit ang babaying ito, náluhod at ang uica: Jesús na panginoong co pahintulutan mo po

Ang bahay na ito,i, quilala rin naman
sa pagca,t, si Jesús noong unang arao
nang siya,i mauala sa Ina,t, magulang
tatlong arao siya na dito,i, tumahan.

Nang dumating naman doon sa Calvario
na pag papacoan sa abang Cordero
hinubaran nanga niyong manga lilo
ang sala-salantang catauan ni Cristo.

At ng mahubdan na ay nangag tauanan
yaong manga sucab lubhang tampalasan,
may naringig sila sa dacong licuran
voces nang babaying biglang napahiao.

Ng lingonin nila,i, ang Inang may hirap
na nag mamadaling sa bundoc nanaquiat
ay nangapatiguil yaong manga oslac
minasdan ang Inang lumapit sa Anac.

Quinuha ang lambong siyang ibinalot
sa catauang hubo nang Anac na Jesús
pinaalis agad niyong manga Judios
saca inahiga si Jesús sa Cruz.

Maquita nang Ina yaong manga paco
dito na,i, ang hirap bumugso sa puso

---

itong abang macasalanan mapahiran ang mahal mong muc-ha nitong birang (pañong hinabi nang caniyang manga camay.) Ipinahintulot naman ni Jesús, at pinahiran nanga yaong cagalang-galann na muc-ha. Nang matapos ang uica ni Jesús: Ang Dios ang gumanti sa iyo babaying maauain. Tignan mo ngayon sa iyong ipinahid na birang, ang inihahabilin co sa iyo. Si Serapia,i, na pahiao sa malaquing toua, ang manga babaying iba,i, nag silapit at canilang tiningnan. Sa birang ay na tatala ang tatlong muc-ha. Ang manga tinic nang corona,i, parang may manga sinag. Si Serapia,i, napapahanga. At bago lumacad si Jesús ay nangusap nang ganito: Serapia aniya iuan mo ang ngalan mong yan; mag ngalan ca nang Verónica sa pagca nga,t, sa iyo co inahabilin ang tunay cong larauan.

At mag mula na noo,i, tinauag siyang Verónica.

dito nagcatipon ang manga palaso
na sa caloloua,i, pauang nagsitimo.
Caya nga,t, si Juan at si Magdalena
inilayo nila ang Vírgen María
may naquita sila na anaqui,i, cueva
dito,i ipinasoc at nang mapahinga.
Mapamaya-maya naringig din naman
ang pucpoc nang paco na nag lalagusan
pauang nangag taós sa pusong may damdam
nang Vírgen María,t, biglang napahiao.
Nang maibangon na ang mahal na Cruz
quinabibitinan nang Poong si Jesús
ang mahal na Ina na calunos-lunos
sa puno nang Cruz lumapit nag inot.
Nguni,t, ang dalaua,i, di humihiualay
na si Magdalena baga,t, ni S. Juan
saan man patungo ay sinasamahan
ang Ina nang Dios na nalulunusan.
Dumating ang oras niyong pagcamatay
nang poong si Jesús sumacop sa tanan
dito na nagdilim ang sang sinucuban
ang lacás nang lindol ay di mag patantan.
Yaong si Samuel saca si Longinos
na nag cacasamang umaquiat sa bundoc
baga man at dating matigas na loob
sa nangyaring ito,i, pauang nangatacot.
Nang macaraan na yaong cadiliman
ang manga soldado ay nahimasmasan
sila ay lumapit canilang tiningnan
si Dimas at Gestas pauang manga buháy.
Canilang nilamog yaon manga hita
ni Dimas at Gestas nang mamatay nanga

at sa cay Jesús nga di na nabahala
sa pagca,t, naquitang patay na mistula.
Nguni,t, ang bayaning Capitang Longinos
na nangangabayo lumapit cay Jesús
at bago nangusap: aco,i, ualang tacot
di paris nang ibang mahihinang loob.
Aco,i, na tataua sa cababayan mo
sumasampalataya sa Profetang falso
aco ay uala mang naquitang milagro
na sinasabi ngang manga guinaua mo.
Ito ay isa rin namang calumbayan
caya nga,t, ang dulo ng sibat cong tangan
ay ipatatanto yaring cagalitan
at di co naquita ang cababalaghan.
Di caraca raca ay caniyang sinibát
yaong taguiliran nang Dios na Anac
sa may dacong canan, halós ay naualat
ang dibdib ni Jesús sa laqui nang sugat.
Dugo nga at tubig ang siyan umagos
dumaloy sa sibat, camay ni Longinos
sa gayo,i, nasindac nasira ang loob
sa caniya ngang mata,i, cusang iquinuscos.
Camay na may dugo siyang na ipahid
sa isa ngang matang bulag nacapiquit
pagdaca,i, namula,t, himala nang langit,
toua ni Longinos di mais'p-isip.
Sampo pa nang sibát ay binitiuan na
naba sa cabayo at napahiao pa
¡himala! ¡himala! Poong Dios aniya
aco nga sa iyo,i, sumasampalaya.
Mula ngayo,i, lubos ang paniniuala
icao nga po,i, siyang Dios na mistula

pinagsisihang co ang aquing nagaua
at sa iyo.i, lubos ang paniniuala.
Nagbago nang boob nagsising totoo
itong si Longinos tuloy nagcristiano
siya,i, napabinyag doon cay San Pedro
caya nga,t, quinamtan ang langit na reino. (1)
Ang Vírgen María nama,i, nalunusan
sa Anac na ibig niyong pagcamatay
caya nga,t, siya,i, inaalalayan
nitong Magdalena,t, gayon si San Juan.
At manga ilan pa na manga casama
na manga babayeng taga Galilea
di humihiualay sa Vírgen María
malaquing pagtingi,t, pagca habag nila.
At si Magdalena nama,t, si San Juan
si Pedro at María Salomeng marangal,
sampong dicípulos ay nananambitan
sa canilang Poo,t, Maestrong maalam.
Canilang natanao narating sa bundoc
si Arimatea at si Nicodemus.
ang dalauang ito,i, caibigang lubos.
nitong napapacong namatay sa Cruz.
At may apat pa nga na manga casama
ang dala ay hagdan, aloe at mirra
at mahabang cayo sangcap na lahat na
sa pagtatangal nga cay Jesús na Ama.
Napasintabi na sa inang may damdam
mangyaring tulutan yaong pagtatangal
sa pagca papaco nang Anac mong mahal
napasalamat na ang Vírgeng marangal.

(1) Si Longinos napatungo sa Capadocia at ipinangaral ang Santo Evangelio, dinaquip nang manga Judio at minartir nang arao nang 15 nang Marzo.

Ng matangal na nga,i, cusang inahugos
pinagdahandahan nilang iniabot
sa Inang may lumbay na calunos-lunss
quinandong nang Ina ang Anac na irog.
Himasin at hagcan ng Inang may sáquit
catauan ni Jesús na cahapis hapis
at si Magdalena naman ay lumapit
humalic sa paa nang Maestrong ibig.
Ano,i, sa matapos tuloy sinamahan
sa hucay na handa napag-lilibingan
dito ibinaón cay Jesús na bancay
bago pinag-yaman canilang tinacpan.
Ng may tatlong arao nang pagca babaón
ang manga soldadong nag babantay roon
sila,i, nacaringig nang malaquing ugong
sampo pa nang lupa ay gumalao tuloy.
Doon sa ilalim nang lupa naringig
voces na dumaing nang cahapis-hapis
ang manga soldado,i, pauang nangatulig
at nahintacutan sa lumbay nang voces.
Di ca alam-alam agad nangamatay
ang canilang ilao tanglao sa pag-lamay
nagdilim na bigla doon sa libingan
umulit ang voces dumaing na naman.
Ang voces na yaon napaibabao na
parang nalalapít sa tuntungan nila
di ca-alam-alam libinga,i, bumucá
ang taquip na bató ay nabaligtad pa.
Siyang pagcatupad naganap na lahat
ang ipinahayag nang manga Profetas
manga hula nila,t, manga isinulat
nabuhay na muli itong Dios Anac.

Sa oras na ito,i, nangagsilacad din
ang ilang babaying taga Jerusalem
nagmamadalian patungo sa libing
ang isa,i, nangusap nang gayaring turing.

Aniya,i, manga irog icatlong arao na
yaong pagcamatay at pagcalibing pa
ating madadalao at suubin siya
nitong ating dalang incienso at mirra.

At nagmamadali sila nang paglacad
nang sila,i, dumating bagong nagliuanag
si Magdalena nga,i, nauna sa lahat
nang siya,i, dumating ang libinga,i, bucás.

Sinilip din niya baca nasa loob
ng hucay ang mahal na bangcay ni Jesús
nang ualang maquita ang luha,i, umagos
ang bangcay ni Jesús ninacao ng Judios.

Pagdaca,i, nagbalic sinalubong niya
at binalitaan ang manga casama
aniya,i, manga irog ngayon ay uala na
ang bancay ni Jesús cung sino ang nuha.

At gayon din naman manga discípulo
si S. Juan baga,t, yaong si S. Pedro
canilang tiningnan cung baga,t, totoo
na uala ang bancay nang Poong si Cristo.

Tiningnang mabuti at pinag usisa
na cung baga,t, tunay na pinagnacao nga
ang uica ni Pedro nabuhay na cusa
caya nga,t, ang balot na naiuan sa lupa.

Caya aba tayo at magmadalian
ang manga casama,i, ating balitaan,
nang himalang ito na napagmamasdan
na ang Maestro nating nag uling nabuhay.

Nguni at si María ay cusang náluhod
doon sá libingan nang Poong si Jesús
at hinahanap ngang luha,i, umaagos
at di maniualang nabuhay na lubos.
Siya,i, may naquitang dalaua catauo
pau ng magaganda hauig bagong tauo
ang isa,i, lumapit ang uica,i, ganito
¿babayi ay sinong tinatangisan mo?
Ang sagot ni María ay ang aquing Poon
pinagnacao rito,t, saan idinoon
di caguinsa-guinsa nang siya,i, lumingon
isa namang tauo ang lumapit doon.
At siya,i, tinauag naman nitong tauo
¿babayi ay sino ang hinahanap mo?
ani Magdalena baca po guinoo
icao ang cumuha nang bangcay ni Cristo.
Mangyari po lamang iyong ipaquita
ituro cung saan nang aquing macuha,
ang tauong causap nangusap pagdaca
tinauag ang ngalan ang uica,i, María.
Pagcaringig niya,i, naquilalang agad
nitong si María yaong hinahanap
napasigao siya laquing toua,t, galác
nagdapa sa paa,t, hahalic sa yapac.
Si Jesús umilag ang uica,i, ganito
María,i, houag mong hagcan ang paa co
sa pagca,t, hindi pa uma-aquiat aco
sa aquin ngang Ama sa Langit na Reino.
Caya humayo ca,t, iyong balitaan
manga catoto co,t, manga caibigan
nitong naquita mong aquing pagcabuhay
nang Maestro nila,t, casamang datihan.

Pagca uica nito,i, pagdaca,i, nauala
si María naman halos ay lumuha
sa galác nang puso,t, sa malaquing toua
ay lumacad nanga,t, siya,i, namalita.

Ng̃ dumating naman ang arao na taning
pag-aquiat sa Langit nitong Poon natin
pauang nagcatipon yaong mg̃a guilio
na manga Apóstol sa Jerusalem din.

At gayon din naman ang mahal na Ina
at dating casama na si Magdalena
at manga babayi na casama-sama
niyacag ni Cristo at pa-aalam na.

Ng̃ sila,i, dumating sa tuctoc ng̃ bundoc
na pinanganganlan ng̃ mg̃a Olivos
dito ay tumiguil ang Poong si Jesús
nilingon ang Ina,t, manga Discípulos.

Mapamaya-maya nama,i, nagliuanag
catauan ni Jesús nabalot nang sinag
at binendicionan ang tanang caharap
at bago umaquiat na napaitaas.

Sinalubong naman ng̃ mg̃a Angeles
at manga músicang nangaling sa Langit
hiao na Hosanang ipinag-aauit
ang tanang doroo,i, pauang nacaringig.

Nang macaraan ng̃ mg̃a ilang taón
pag-aquiat sa Langit ni Jesús na Poon
sa tabi ng̃ dagat ay may isang daóng
dalauang babayi ang sasacay roon.

Ang babaying ito ay ang Vírgen María
at ang isa naman ay si Magdalena
sumacay sa daóng canilang casama
ang dating catotong si Evangelista.

Sa pagca,t, ang lilong manga fariseo
di man patiguilin ang Campon ni Cristo
caya nga,t, sumacay sila,i, napatungo
sa cabilang bayan ang ngala,i, Efeso.

Dito,i, nagtitira ang Vírgen María
at casama-sama namang Magdalena
gayon din si Jua,t, isinulat niya
yaong Evangelio nang Maestro nila.

Hindi na umalis hangan sa mamatay
itong Magdalena na Santang marangal
caya nga nama,t, siya,i, sinamahan
nang Vírgen María hangang sa libingan.

Ng mayroon na ngang apat na puon taón
niyong pagcamatay ni Jesús na Poon
sa parang at buqued sa Valle ng Cedrón
caramihang bangcay nilamon ng ibón.

Dahil sa ang Roma sila,i, pinadalhan
nang daquilang hocbo at sila,i, guinunao
at ualang nagaua tanang caanacan
ni Abraha,t, Jacób pauang matatapang.

Palibhasa,i, bayang sinumpa nang Dios
sa guinauang sala na catacot-tacot
caya nga naman pauang nangadurog
boong Jerusalem dating nababantog.

Sa parang na yaon may isang matanda
dala-dala,i, tungcod balbás ay mahaba
ang muc-ha,i, malumbay at manaca-naca
ay naghihimutoc parang may dálita.

Sa nilacad-lacad ay ang tinutungo
ang landas na tuloy doon sa Calvario
at maminsan-minsan luluhod sa bató
hahalic sa lupang dinaanan ni Cristo.

Doon sa icatlo na pagcaparapa
ni Cristo,t, mahása ang muc-ha sa lupa
dito nga humalic naturang matanda
at saca nangusap nang gayaring uica.
Dito nga aniya dito nasubasob
niyong icatlo nang marapa si Jesús
at dito rin naman nag sabing tibobos
sa manga babayi na nangalulunos.
¡Oh! manga babaying taga Jerusalem
houag icahapis yaring nararating
ang tangisan ninyo ay ang sarili rin
at manga inanac na calaguim-laguim.
Darating ang arao na casáquit-sáquit
arao nang pag luha arao nang pag tangis
arao na sinumpa nang Dios sa Langit
na sa bayang ito ay magpapahapis.
Mauiuica ninyo na lubhang mapalad
yaong manga baóg na hindi nag anac
at di maquiquita ang lahat nang hirap
parusa nang Dios na casindac-sindac.
At ang hulang ito ay natupad din nga
nang sila,i, lusubin nang malaquing digma
nang manga romano,i, na gutóm na paua
sampong manga anac ay pinag sisila.
Parang mga ulol na mga dayucdoc
mabuti anila yaong mga baóg
na dina nag anac at di napanood
ang ganitong hirap na sumpa ng Dios.
At itong matanda,i, nagbuntong hininga
parang naghinagpis ng ma-ala-ala
ang tanang nangyari,t, lumacad pagdaca
tinungo ang bundoc ang ngala,i, Gólgota.

Ng siya,i, dumating sa tuctoc ng bundoc
ay itong matanda nuli pang náluhod
humalic ng boong galang na puspos
sa pinag tirican ng mahal na Cruz.
Siya,i, nanalangin ng lubhang malumbay
caya nga,t, di niya namamalayan man
may isang matandang dumaratin naman
galing sa caniyang may dacong licuran.
Buhat sa Emaus doon din ang tungo
at sinalungahan bundoc ng Calvario
dala-dala,i, Lira,t, ang anyo,i, Cristiano
caya nga,t, ang suot damit peregrino.
Capagdating doon agad ng náluhod
at nanalangin ding taimtim sa loob
dalaua,i, capoua sabay naghimutoc
nito ngang matanda na may dalang tuncod
Ito namang isang dumating na bago
na may dalang Lira,t, gayac peregrino
ang isa,i, binati ang uica,i, ganito
ang capayapaa,i, siyang suma inyo.
Yaong isa nama,i, sumagot na tambing
suma iyo naman capatid cong guilio
icao baga,i, judio at saan nangaling
ang sagot nang isa taga Jerusalem.
Tinanong pang muli cung siya,i, Cristiano
sagot nang matanda nangangaral aco
at itinuturo sa lahat nang tauo
pagsampalataya sa Poong cay Cristo.
Sa ganitong gaua ay inaasahan
na patatauarin tanang casalanan
na aquing ginaua mulang cabataan
palibhasa,i, bulag at uala pang muang.

Nguni,t, icao naman ano ang lagay mo
uica nang matanda cung baga Cristiano
sagot ay cristiano,t, nag gagala aco
at ipinangangaral yaong Evangelio.

Yaong Jerusalem uica nang matanda
ngayo,i, napaui na at biglang nauala
ito nga ang bayang tinablan nang sumpa
sa pagpatay nila sa Poong may gaua.

Tanong nang matanda icao ba,i, doroon
nang sila,i, bacahin nang romanong pusóng
oo anang isa,t, naquita co tuloy
nadurog ang bayan ang bangcay nagtapon.

Uica nang matanda ¿di nagsipanangis?
manga taga roon dito sa nasapit
ang sagot nang isa cung yaong nasilip
matigas mang puso,i, pilit mahahapis.

Tinaón nga nila yaong cafiestahan
na nag cacatipon yaong caramihan
sa loob nang Ciudad at caugalian
sa arao nang pascua nangagsasayahan.

Ang gaua co nama,i, aco,i, naglilibot
dala-dala,i, Lira,t, aquing tinutugtog
ang inaauit co,i, ang tungcol sa Dios
madlang pag pupuri sa Pong cay Jesús.

At ang manga tauo aco,i, itataboy
nangayayayamot dao sa aquing cancion
aco,i, di maquinig at itinutuloy
madlang pag pupuri sa Dios na Poon.

Dumating ang gabi aco,i, nagtuloy na
sa Valle nang Cedron ang aquing talaga
sa lilim nang cahoy ay mag papahinga
dito ay iidlip hangang maumaga.

Nḡuni,t, sa magdamag ay diman maidlip
mula sa malayo aquing nariringig
ang malaquing ugong na di co maisip
sa paquiramdam co,i, tila nalalapit.

Nang maumagana,i, narito ang lumbay
boong Jerusalem cubcob nang caauay
sa cuta nang Naim hindi magcamayao
sa pagpapamuóc nang magcacalaban.

Sabihin pa baga nang dito,i, magdoop
ang Isrealitas at manḡa Romanos
hangang sa naualat nagca sabog-sabog
sampuo pa nḡ Templo,i, nagcadurog-durog.

Ang matanda naman ang siyang nag-uica
¡oh! bayang cong aba na ca-aua-aua
at caparis co rin nang pagcamasama
capoua na tayong dalaua,i, sinumpa.

Nang panahong yaon aco,i, na sa Roma
nang dumating doon manḡa hocbo nila
ay sinalubong pa nang malaquing fiesta
ang General Tito bagong nag victoria. (1)

At ang guinaua pa nang mḡa romano
ang canilang dalang tatlong daang judio
siyang guinayacan na parang cabayo
humila sa carro nang General Tito.

Mḡa binibini isang libo naman
na habang nalacad nanḡag aauitan

---

(1) Nang panahong binabaca ang Jerusalem nḡ mḡa romano sa pagca't ayao na silang pasacóp sa Roma ay ang nag General ay Vespaciano, sa pagca't namatay ang hari sa Roma; ay ipinatauag na bigla nḡ mḡa romanos si Vespaciano at siyang inihalal na hari, caya iniuan sa caniyang anac na si Tito at siyang nagtapus nang guerra sa Jerusalem at iguinibang lahat na uala isa mang tumayo nḡ mḡa bahay at simbahan.

sa tabi nang carro na quinalalaguian
nang General Tito bagong nag tagumpay.
At ng malubos nga ang pagcacatoua
ng tauo sa bayan, canilang guinaua
ang bangcay ng Judio ay ipinasila
at ipinalamon sa hayop na madla.
Sumabog nga noon ang dugo ng Judio
sa lupang dati nang dilig na totoo
nang dugo ng campon ng Poong si Cristo
sa pangangaral niyaong Evangelio.
Ang tanong nang isa namay dalang Lira
cong gayo,i, doroon sa Ciudad nang Roma
at naquita mo ba ang pagpaparusa
sa manga cristianong uala namang sala.
Oo nga ang sagot naman nang matanda
naquita cong lahat ang mga guinaua
calupit-lupitang inasal na paua
nang haring si Nerón na ualang camuc ha.
Ualang pangalaua cung sa calupitan
sampong ina niya'y biniyac ang tiyan
ibig dao maquita ang quinalalaguian
niya, nang sangol pang di pa lumilitao
Isang gabi naman nasoc sa loob
ang Roma ay caniya na biglang sinunog
at nagtataua pa, niyaong panonood
sa guinaua niyang asal manding hayop
At ang dinahilan ng sunog na ito
cagagauan dao ng mga Cristiano
at catacot-tacot ang dami ng tauo
na pinagpapatay nitong haring lilo.
Cung caniyang maringig ang malaquing ingay
daing at panangis ng nangamamatay

malaqui at labis yaong catouaan
ng haring malupit lubhang tampalasan.
Nag iba ng damit ito,i, naquita co
at ang isinuot ay damit cochero
siyang nagpalacad nang caniyang carro
at sinasagasa ang lahat nang tao.
At sa caniyang jardin ay gayon din naman
ang manga cristiano,i, may dalauang daan
binalot nang sahing ang boong catauan
bago sinusuhan guinauang pananglao.
Ang Apóstol naman ang ngala,i, si Pedro
sa Cruz ipinaco tulad nga sa Maestro,
nguni at hiniling sa manga Verdugo
siya,i, itiuaric pababa ang ulo.
Hindi icao lamang ang sagot nang isa
nacaquita niyaong casaquitan nila
si Santiago Menor na Obispong una
nitong Jerusalem ay lalong-lalo na.
Canilang dinala sa caitaasan
niyaong pinaculo,t, biglang binitiuan
aco ay pumiquit ng di co matingnan
ang guinauang yaon sadiyang calupitan.
Boong acala co,i, cataua,i, nauasac
niyaong si Santiago sa gayong cataas
¡sa abá Dios co,t, mata co,i, imulat
si Santiago,i, buháy nag papasalamat!
Sa aua ng Dios ay hindi naano
at di man nasactan yaong si Santiago
maquita ng isang malupit na Judio
nuha ng martillo,t, hinampas ang ulo.
¡Ay! anang matanda uala cang naquita
liban na lamang doon sa dalaua

ang napagquita co ay lalong higuit pa
maraming totoong namatay sa dusa.
Si Sto. Tomás nga,i, naquita rin naman
doon sa Arabia ng siya,i, mangaral
mga Sacerdotes ang siyang pumatay
na sa aral niya,i, totoong aayao.
Si Mateo naman doon sa Etiopia
caramihang Vírgen ang siyang casama
sa isang arao nga hinatulan sila
na ipinapatay na hindi sumala.
Gayon din naman doon sa Albania
malaquing Ciudad sacóp ng Armenia
si Bartolomé nga,i, doon co naquita
ipinag uasacan ang catauan niya.
Gayon din sa Grecia ay doroon aco
sa tabing aplaya sacóp ng Jérico
caramihang tauo ay nagcacagulo
aco ay lumapit tiningnan cung ano.
Hali cayo dito anang caramihan
at itong si Andrés ay inyong pag masdan
gumaua ng Cruz na sacdal ng inam
iba sa cay Jesús na pinagpacuan.
At saca sinunog ng mga verdugo
catauan ni Andrés Apóstol ni Cristo
malaqui ang toua niyong mga tauo
at dalauang arao guinatungan ito.
Aco,i, umalis na sa nasabing Ciudad
sa pagca,t, lagui co manding namamatiag
ang voces na lihim parang nag tutulac
sa arao at gabi ang aco,i, mag lacad.
Nacarating aco sa región ng Frigia
na sacóp ng Asia menor ang badiya

pagpasoc sa bayan ay aquing naquita
nalacad na tauo sa langit ang mata.
At puno ng dugo ang boong catauan
na ca-aua-aua ang aniyo at asal
marami ang tauong sumusunod naman
binabato nila,t, tinatampalasan.
At ang tauong ito,i, si Felipe pala
Apóstol ni Cristo na napa sa Asia
ng aquing matanto umalis pagdaca
iniuan ang Ciudad ng di co maquita.
Sa nilacad-lacad nacarating aco
sa bayan ng Seur na sa Persiang reino
dito co naquita si Simon Tadeo
na minamartir din dahilan cay Cristo.
Pagdaca,i, umalis sa reino ng Persia
at aquing tinungo ang Ciudad ng Roma
capagdating doon ay aquing naquita
ang haring malupit na ualang capara.
Ang pangalan at bansag nito,i, Domiciano
masama,t, malupit mabangis na tauo
nabalitaan ngang isang Discípulo
ni Jesús ang gaua,i, mangaral sa tauo.
Discípulong ito,i, ang ngala,i, si Juan
nag utos ang hari na dacpin pagcuan
at sa isang caua doon inilagay
na punó nang langis na nagcuculuan.
Itong Juan naman ay natataua pa
nang siya,i, ilagay sa loob nang caua
at bago tinacpan at guinatungan na
hangang sa maluto,t, lumambot anila.
Nang inaacalang luto nang magaling
binucsan ang taquip si Jua,i, buhay rin

na nag sasaya pa at nananalangin
aniyo,i, naguing bata ng siya,i, hanguin.
Ang tauong may Lira ay napapahanga
sa naringig niya na manga salita
ano,t, nacarating ang isang matanda
tumagal nang lacad sa maraming lupa.
Ang matanda nama,i, napatindig agad
na sa pagcatungo ay parang nagulat
ang loob at puso ay tila sinacsac
sa quilos ng bibig parang nangungusap.
Lumumbay ang muc-ha nagbuntong hininga
tinangnan ang tungcod parang lalacad na
aco,i, paalam na uica sa casama
at hindi mo nanga aco maquiquita.
Aquing nariringig isan voces lihim
na ina-uutos sa aquin nang Angel
na aco,i, lumacad at houag tumiguil
at ito ay sumpa nang Dios sa aquin.
Nguni at bago tayo maghiualay
sabihin sa aquin ang iyong pangalan
nang aquing matanto,t, houag malimutan
pag quiquita nati,t, pag sasalitaan.
Ang sagot nang isa aco,i, tinatauag
noong aco,i, bata at uala pang balbás
ngalang Boanerges quilala nang lahat
at Cisneng Cantor nga sa aqui,i, pamagat.
Nguni,t, magmula ng aco,i, tinalicdan
ng aquing sininta ng higuit sa buhay
at pagcamatay nga nang Ina cong mahal
nag bago nang loob aco,i, nag binyagan.
Ang niñiag sa aquin at nag pa cristiano
yaon ding Apóstol ang ngala,i, si Pedro

caya ngayon nama,i, tinatauag aco
nang lahat na cantor niyong Evangelio.
Nḡuni,t, icao naman sa aquin ay turan
na cung ano baga ang iyong pangalan
at cung ano naman ang naguing dahilan
nang nilacad-lacad na di nagtatahan.
Aco,i, tinatauag Samuel Bili-Bet
sinumpa nang Dios nang casaquit-saquit
aco,i, mag lalacad nang uala ngang patid
ualang catapusan yaring aquing hapis.
Aquing naririnḡig ang cahambal-hambal
na voces nang Dios cahi man at saan
yaong laguing uica na di nḡa nagtatahan
Sulong, sulong, sulong mag paualang hangan.
Caya yaring buhay ualang pagcatapos
ualang pagcamatay at taning nang Dios
at sa calaunang panahong sisipot
aco,i, tatauaguin Judiong nag lilibót. (1)
Sinidlan nḡ tacot ang quinacausap
sa naringig niyang caguila-guilalas

---

(1) Si Samuel Beli-Bet ay Judio nasoc na soldado sa Legión Romana, sa caniyang catapanḡan napataas naguing Centurion. Nḡ siya,i, magsaua sa pagsosoldado umoui sa caniyang bahay at nag asaua dapoua't ualang Dios na quiniquilala cundi ang pag babaca, namatay agad ang asaua na taga Jerusalem.

Ang caniyang bahay ay di nalalayo sa pinto na ang tauag ay de los juicios, na tinatauag namang Lansanḡan nang capaitan, sa caniyang bahay nag sabit ang mḡa sandata at calasag, sa pagca,t, siya,i, sumama sa pagdirigma nḡ mḡa Romano, at nag paquita nḡ catapanḡan; ualang caibigan cun di ang sandata. Tinatauanan lamang ang Dioses sa olimpo at ang Santo nḡ mḡa Santos: matapang at malacas na parang León; sa caniyang bahay may isang matandang may saquit na Ina ni Samuel ang nag aalaga,t, na aaua ay si Serapia (na ito baga,i, siyang naguing Ve-

ang matandâ nama,i, agad naman lumacad nanaog sa bundoc iniuan ang Ciudad.

---

rónica). Si Samuel may apat na puong taong edad, mataas at malacas ang catauan, mapag hanap ng̃ basagulo, magagalitin at bugnot; na iuanan siya ng̃ isang anac na may sampong buang edad. Caya ng̃a,t, uala siyang casama sa bahay cundi ang anac niyang sangol at ang caniyang inang may saquit baquit bing̃i na,i, pipi pa,t, umid ang dila.

Ang maauaing si Serapia na caibigan ng̃ caniyang asaua at calapit bahay siyang nag aalaga sa caniyang Ina at anac.

Nang maring̃ig niya ng̃ hating gabi ang caing̃ayan ng̃ mg̃a tauo, lumabas at pinaquialaman; nang siya,i, umoui tinanong ni Serapia cung ano ang dahilan ng̃ caing̃ayang yaon, ay ang sagot: si Jesús Nazareno aniya yaong mapag daya-daya, mapag hibo-hibo at matabil na dila, ay nahuli ng̃ mg̃a Saserdotes at ibinilango. Nang̃atal si Serapia at ang uica: Hindi mangyayari aniya ang gayon cun di na ool-ol ang mg̃a Sacerdotes. Humalac-hac nang taua si Samuel. Houag cang tumaua ani Serapia at ang tauong yaon ay Profeta; at ang asaua mo,i, hindi sana namatay cung hiniling mo sana sa caniya ng̃ boong pag sampalataya na caniyang pagaling̃in.

Tingnan mo Serapia ang uica ni Samuel, nang aco,i, bata pa,i, iniuang co ang aquing oficiong Zapatero, nasoc aco sa Legión Romana, iniuang co ang Israel. ¿Naaalaman mo ang dahilan noon? Uala nang̃ang iba cun di ang malabis na pag sampalataya ng̃ aquing mg̃a cababayan, ualang isang judio na di napapanaguinip ang Mesías na pahayag ng̃ mg̃a Profeta. ¡Cahabag habag na mang̃a tauo! na tinitiis at binabata ang mg̃a pahirap ng̃ mg̃a Romano hinihintay ang mána na mangagaling sa Lang̃it. At bago humalac-hac ng̃ taua. Bucas magcacaroon tayo ng malaquing casayahan. Sa Gólgota,i, marami ang tauong mag sisidaló. Maquiquita mo Serapia na cami ay magsasaya,t, maglilibang sa mg̃a aasalin niyong mangagauay na nag papangap na anac ng̃ Dios.

Nang ihatid na nang mang̃a judios si Jesús sa bahay ni Pilato, ay nag sabay silang humiyao, na humihing̃i nang Justicia, dumung̃ao si Pilato at ang uica. Lumapit aniya ang isa sa inyo at siyang magsalita. ¿Anó ang inyong ibig? Capagdaca,i, sinunggaban ni Samuel sa canang balicat si Jesús sinuntoc sa licod at quinaladcad sa harap ni Pilato at ang uica: Hocom na Romano ang bayan ay humihing̃i nang Justicia at umaasa sa iyo,

# Ititiguil co na ang pag sasalita ó nanasang irog icao,i, mag unauâ

sa pagca,t, icao nĝa lamang ang may capangyarihan sa buhay at camatayan sa nasasacop nang marangal na Emperador Tiberio. Itong tauong ito na anac ni Joseng carpintero (panday cahoy) at ni María, lahat cami nacaquiquilalang magaling; nĝuni,t, nagpapangap na hari sa Judá, anac nang Dios, at iba,t, iba pang manĝa casamaan na di dapat isipin. May tatlong taón na nĝayon na naglilibot sa mĝa tribu hinihiboan ang mĝa tauo hindi man igalang ang mĝa Leyes nang aming magugulang nangagamot sa mĝa may saquit cahima,t, arao nĝ sábado. Ang lahat nang ito,i, marapat sa caniya ang camatayan; at muli pang dinagucan si Jesús sa dibdib.

Nang si Jesús nama,i, lumacad na may pasang Cruz nanghihina sa gutom at pagod natapat sa bahay ni Samuel pagdaca,i, lumabas ito at nag uica nang lubos na pag oroy. Hosana ang naparirito sa nĝalan nang Dios na di naquiquita, mamamatay dahil sa mĝa tauo ¡ja! ja! ja! Ang Gólgota,i, magcacapuri sa iyong pagcamatay, cayong mapagbanal banalan taga Jerusalem panambitanan ninyo ang mangagauay na Profetang falso, ang mapag hibo-hibo ¡ja! ja! ja!

Samuel ang uica ni Jesús, aco,i, may uhao caauaan mo acong painomin nang tubig na narian sa banĝa. Ang sagot ni Samuel sulong Profetang falso, ang balón co,i, matutuyo cung mainoman nang masama mong bibig.

Samuel umulit pa si Jesús: caauaan mo acong tulutan na maupong sumandali,t, macapagpahinĝa sa lilim nang iyong halaman. Ang sagot ni Samuel: sulong ang halaman co,i, matutuyo cong madaitihan mo mangagauay na masamâ.

Samuel umulit pa mandin si Jesús mapapacagaling ca pa, maaua cang tumulong mag dala nitong Cruz hangan sa Gólgota, sa pagca,t, aco,i, totoo nang nanghihina sa cabigatan ¡ja ja! ja! aní Samuel. ¿Di icao ang anac nang Dios? Cung gayo,i, ¿ano,t, dimo tauaguin ang mĝa Angeles?

Sulong mapang hibo-hibo, sulong mangagauay sulong sulong, sulong, at biglang itinulac si Jesús nang boong lacas, siyang pagcasunĝabang macaitlo sa lupa.

Si Jesús nagtindig na,t, iniyatang ang Cruz sa balicat, at bago nilinĝon si Samuel at nanĝusap. Icao ang may uica, icao ang may ibig. Inihahandog co sa iyo ang paraiso nang aquing ama ang sagot mo sa aquin ay sulong.

Idinulot co sa iyo ang tubig na pumapaui nang uhao

Ipinagbibili sa tingi at pakiawan ang Buhay ni **Santa María Magdalena,** at sari-saring aklat na wikang tagalog at castila sa tindahan ni **Modesta Lanuza,** Calle S. Fernando n.° 139. Binondo.

Buhay ni Garibal.
„ „ Katipunan.
„ „ Amazona.
„ „ Doce Pares.
„ „ Adela.
„ „ Anselmo at ni Elisa.
„ „ Sta. María Magdalena
„ „ Pitong wica.
„ „ Sagrada Familia.
„ „ Dimás.
„ „ Burgos.
„ „ Hortencio.
„ „ Florante.
„ „ Adarna.
„ „ Baldovino.
„ „ Villarba.
„ „ Siete Infantes.
„ „ Tiñoso.
„ „ Juan Pobre.
„ „ Floriño.
„ „ Leopoldo.
„ „ Igmidio.
„ „ De la Paz.
„ „ Urbano.
„ „ Jacobina.
„ „ Pantinople.
„ „ Tablante.
„ „ Estela.
„ „ Manrique.
„ „ Blanca flor.
„ „ Haring patay.

Buhay ni Ludovico.
„ „ Cabayong tabla
„ „ Celira.
„ „ Reina mora.
„ „ Esopo.
„ „ Sta. Ana.
„ „ Bernaldo.
„ „ Sigesmundo.
„ „ Gonzalo.
„ „ Salomón.
„ „ Sta. Eulalia.
„ „ Alejandre.
„ „ Crisauro.
„ „ Tovías.
„ „ Alimango.
„ „ Hazan.
„ „ María (Ajas)
„ „ Marcela.
„ „ Magcapatid.
„ „ Florentina.
„ „ Oliveros.
„ „ Beata María.
„ „ Cricelda.
„ „ Sta. Regina.
„ „ Totoo at sinongaling.
„ „ Tatlong número.
„ „ Beatriz.
„ „ Matidiana
„ „ Bachiller.
„ „ Dama Inés.
„ „ Rogeria.

## PAMPANGO

Buhay ni Doce Pares.
„ „ Conde Irlos.
„ „ D. Octavió.
„ „ Adarna.
„ „ José Vendido,
„ „ Jacobina

Buhay ni Igmidio.
„ „ Alejandre.
„ „ Florante.
„ „ Bernardo.
„ „ Marcela.
„ „ D. Rodrigo de Villas